By Sarah Mailyn Rodriguez

# Hagia Sophia, Istanbul

The Church of the Holy Wisdom, known as Hagia Sophia (Άγια Σοφία) in Greek, Sancta Sophia in Latin, and Ayasofya or Aya Sofya in Turkish, is a former Byzantine church and former Ottoman mosque in Istanbul. Now a museum, Hagia Sophia is universally acknowledged as one of the great buildings of the world.

Hagia Sophia remained a functioning church until May 29, 1453, when Sultan Mehmet the Conqueror entered triumphantly into the city of Constantinople. He was amazed at the beauty of the Hagia Sophia and immediately converted it into his imperial mosque. Hagia Sophia served as the principal mosque of Istanbul for almost 500 years. It became a model for many of the Ottoman mosques of Istanbul such as the Blue Mosque, the Suleiman Mosque, the Shehzade Mosque and the Rustem Pasha Mosque.

No major structural changes were made at first; the addition of a mihrab (prayer niche), minbar (pulpit) and a wooden minaret made a mosque out of the church. At some early point, all the faces depicted in the church's mosaics were covered in plaster due to the Islamic prohibition of figurative imagery. Various additions were made over the centuries by successive sultans.

Sultan Mehmed II built a madrasa (religious school) near the mosque and organized a waqf for its expenses. Extensive restorations were conducted by Mimar Sinan







during the rule of Selim II, including the original sultan's loge and another minaret. Mimar Sinan built the mausoleum of Selim II to the southeast of the mosque in 1577 and the mausoleums of Murad III and Mehmed III were built next to it in the 1600s. Mahmud I ordered a restoration of the mosque in 1739 and added an ablution fountain, Koranic school, soup kitchen and library, making the mosque the center of a social complex.

The most famous restoration of the Hagia Sophia was completed between 1847-49 by Abdülmecid II, who invited Swiss architects Gaspare and Guiseppe Fossati to renovate the mosque. The brothers consolidated the dome and vaults, straightened columns,and revised the decoration of the exterior and the interior. The discovery of the figural mosaics after the secularization of Hagia Sophia was guided by the descriptions of the Fossati brothers, who had uncovered them a century earlier for cleaning and recording. The Fossatis also added the calligraphic roundels that remain today. They were commissioned to calligrapher Kazasker Izzet Efendi and replaced older panels hanging on the piers.

In 1934, under Turkish president Kemal Atatürk, Hagia Sofia was secularized and turned into the Ayasofya Museum. The prayer rugs were removed, revealing the marble beneath, but the mosaics remained largely plastered over and the building was allowed to decay for some time. Some of the calligraphic panels were moved to other mosques, but eight roundels were left and can still be seen today. (sacred-destinations.com) ■





Issa Mohammad Tragua

# MAGTAWANAN TAYO

(Kung natawa ka na noon, tawa na ulit ngayon…)





TEACHER: Juan panu mu nagawa na ma perfect ane exam mo ha?
JUAN: Bilib kana naman as akin maam! Mata ko pa lang ginamit ko jan ha? Panu pa kaya kung pati utak ko na!
(Sender: Luisito Basilan Lumayag)

JUDGE: Hinawakan mo ba talaga ang dibdib nung babae?
NGONGO: Hini po! Hini po your honor!
JUDGE: Aba pilosopo ka ah! Hinawakan o hinipo pareho lang yun!
(Sender: Jason Awid Dorola)

JUAN: Oo! Oo!
PEDRO: Matalim ba to?
JUAN: Oo!
PEDRO: Ginagamit panghiwa ng sibuyas at bawang?
JUAN: Oo! Oo!
PEDRO: ahhhhh Pass!
(Sender: Sigbin Puti)

PEDRO: Yung pusa naming, kahit walang takip ang ulam naming, hindi kinakain!
JUAN: Ano ba ang ulam nyu?
PEDRO: Asin!
(Sender: Nelie Ann Martin Abella)

WIFE: Hudas ka! Lagi kang umuuwing lasing! Naaasar na tuloy ako sa mukah mo!
HUSBAND: Pero mahal, kung hindi ako lasing, ako naman ang maaasar sa mukha mo!
(Sender: Jason Awid Dorola)

ANAK: Lagi na lang ako mali! Hindi niyo na ako mahal!
NANAY: Anak, nagkakamali ka.
ANAK: Mali na naman?
(Sender: Nelie Ann Martin Abella)

PASYENTE: Dok… ninenerbyos po ako! First operation ko po ito.
DOCTOR: Alam ko ang nararamdaman mo… kasi ikaw rin ang una kong pasyente.
(Sender: Mark Joey Belhot)

TATAY: Oh anak, bakit ka ba umiiyak?
ANAK: Pumasa po kasi ako sa test, huhuhu
TATAY: Aba magaling! Anong subject yun anak?
ANAK: Pregnancy test po, huhuhu.
(Sender: Shei La)

DAD: bat may pasa ka anak?
SON: Nakigpag-away po ako!
DAD: Astog! Sino nakaaway mo?
SON: Si Tomas po yung tambay sa tindahan.
DAD: Tara resbak tayo!!!
SON: Wag na dad! Nakipagbreak na ako sa kanya. I hate him so much dad!!! I hate him!!!
(Sender: Mary Ann Cuadera)

MISIS: Hoy! Walanghiya ka! Meron akong nabalitaan! May kabit ka palang 18 years old?!
MISTER: Sus! Huli ka na sa balita! 23 na siya ngayon!!
(Sender: Dudz Balan Acope)

JUDGE: Ano ang dahilan para kayo magpaannul?
BABAE: (Nakayuko) katawan lang gusto niya sa akin.
JUDGE: Anong pruyba mo?
BABAE: (Nakayuko pa rin) tuwing love making tinatakpan niya towel ang mukha ko.
JUDGE: Ikaw Mister bakit mo ginwa yun?
MISTER: no comment your honor, just see for yourself.
BABAE: (nagalit at hinarap ang mukha sa judge) see bastos talaga ang taong yan.
JUDGE: Annulment petition granted. Ikaw naman lalaki, bakit ngayon ka lang nagfile ng annulment? Ang tiyaga mo.
(Sender: Mark Joey Belhot)

***Send your Jokes to pagusapan@gmail.com***



# Lesson 54

| Kahulugan sa Tagalog | Pagsasaling Titik | Salitang Arabik |
|---|---|---|
| Istudyante/Estudyante (Panlalaki) | Talib | طالب |
| Istudyante/Estudyante (Pambabae) | Taliba | طالبة |
| Kaibigan (Panlalaki) | Sadiq | صديق |
| Kaibigan (Pambabae) | Sadiqa | صديقة |
| Muslim (Panlalaki) | Muslim | مسلم |
| Muslim (Pambabae) | Muslima | مسلمة |
| Embahador/Ambasador (Panlalaki) | Safir | سفير |
| Embahadora/Ambasadora (Pambabae) | Safira | سفيرة |
| Aso (Panlalaki) | Kalb | كلب |
| Aso (Pambabae) | Kalba | كلبة |

***Para sa mga Filipinong nais mag-aral ng Arabik, tumawag lamang sa KPCCenter,* 24712574 *or* 24756796 *extentions* 112 *sa mga babae, at* 102 *sa mga lalaki.***



By Dr. Willie T. Ong
(Internist-Cardiologist)

# Bawal Magalit





Masama sa iyong kalusugan ang magalit. Ito ang mga posibleng mangyari:

**ALTAPRESYON –** Kapag ika'y nagalit, puwedeng tumaas ng 30-50 puntos ang iyong blood pressure. Kaya ang presyon na 130/80, ay puwedeng umabot sa 180/100.

**ISTROK –** Kapag tumaas ang presyon, posibleng pumutok ang ugat sa utak. Ang tawag dito ay brain hemorrhage na madaling makamatay.

**ATAKE at SAKIT SA PUSO –** Narinig mo na siguro na may taong inatake sa puso pagkatapos magalit. Sobrang stress po ang dahilan nito.

**PAGDUROGO NG MATA –** Maraming pasyente na ang nabulag dahil sa matinding galit. Pumutok kasi ang ugat sa loob ng kanilang mata.

Bukod dito, posibleng may koneksyon din sa pagka-galit ang kanser, diabetes, asthma, sakit sa likod, at iba pa.

## Paano mababawasan ang galit?

**MAG-EHERSISYO –** Nakababawas ang ehersisyo sa stress at tensyon sa katawan.

**MAGPAHINGA NANG SAPAT –** Huwag magmadali at sobrahan ang iyong trabaho. Kapag hindi ka overworked, hindi iinit ang iyong ulo.

**HABAAN ANG PASENSIYA –** Huwag maging perfectionist. Tanggapin na talagang may nahuhuli sa mga schedule, meeting at oras ng biyahe.

**AYUSIN ANG PAG-IISIP –** Alamin ang mga bagay na mabilis magpainit sa iyong ulo. Bago pa ito mangyari, mag-isip na ng paraan para makaiwas dito.

**MAGHINTAY NG ILANG ORAS –** Kung may kaaway ka, huwag mo agad siyang harapin. Mag-deep breathing exercise muna. Huminga ng malalim at mabagal ng 10 beses.

**KAUSAPIN ANG SARILI O BAGUHIN ANG PANANAW –** Tanungin ang sarili: Itong kinakagalit ko ba ay may epekto sa akin pagkalipas ng 1 taon o 10 taon? Kadalasan ay wala naman.

**MAGING ABALA SA MAGANDANG GAWAIN –** Kapag ika'y walang ginagawa, magiging mas mainitin at mainggitin ka sa iba. Ngunit kung abala ka sa sariling proyekto, wala ka nang panahon magalit pa.

**LIBANGIN ANG IYONG SARILI–** Kapag nararamdaman mong umiinit ang iyong ulo, ibaling ang iyong isipan sa iba. Magbasa ng magazine, o mag-isip ng magagandang bagay.

**HUWAG DAANIN SA ALAK ANG IYONG GALIT –** Masama ito sa katawan.

**ILABAS ANG IYONG GALIT SA TAMANG PARAAN –** Pumunta ka sa lugar na walang tao at dito mo ilabas ang iyong inis. Puwede ring ikuwento mo ito sa isang kaibigan.

**MAGPATINGIN SA DOKTOR –** Baka naman may altapresyon o sakit ka sa thyroid. Ang mga sakit na ito ay puwedeng magpainit din ng ulo.

**IPASA-DIYOS-MO –** Ipagdasal mo na lang ang iyong kaaway. Hayaan mo nang iba ang lumaban sa kanya at huwag nang ikaw. Magpakumbaba at umiwas na lang sa iyong katunggali. Lilipas din iyan. ■

*Filipino Pediatrician in Kuwait: DR. EMILY ZAPANTA, Al-Sayegh Clinic, Mangaf Coastal Road, Opposite Fahaheel Sea Club. Tel. 65845687. Email: info@alsayeghclinic.com*

*Ang bahaging ito ay hatid sa inyo ng ICSA - International Institute of Computer Science & Administration. Earn your Bachelor's Degree while Working! Courses offered: ACCOUNTING TECHNOLOGY and BS ENTREPRENEURSHIP / GRAPHICS DESIGNING using: Adobe Photoshop, Adobe Illustrator, CorelDraw, Logos Designing / AIRLINE TICKETING COURSE / Computer Secretarial Course / PC and Laptop Maintenance Course. For more information call 22467301, 22403408, 99302850, 96621592. Ang ICSA ay matatagpuan sa 8th Floor, Panasonic Tower, Maliya, Kuwait City.*



## Mga Kakanin at Panghimagas

# Buko Pie

**PALAMAN:**
1 tasang asukal
1/3 tasang cornstarch
1 tasang sabaw ng buko
1 tasang gatas ebaporada
1 kutsaritang vanilla
2 tasang ginayat na buko

**CRUST:**
2 tasang all-purpose flour
½ kutsaritang asin
1 kutsaritang asukal
½ tasang mantikilya
¼ tasang shortening
5-6 kutsarang malamig na tubig.

**eggwash**

1. Painitin ang oven sa 375˚F.
2. Ihanda ang 8-inch pie plate.

**Ihanda ang Palaman:**

3. Sa kaserola, paghaluin ang asukal at cornstarch.
4. Ibuhos ang sabaw ng buko at gatas.
5. Lutuin hanggang lumapot.
6. Idagdag ang vanilla at buko.
7. Palamigin
8. Sa isang mangkok, paghaluin ang arina, asin at asukal.
9. Idagdag ang mantikilya at shortening. Haluing maigi.
10. Magdagdag ng sapat na tubig para makabuo ng masa.
11. Hatiin ang masa sa dalawa na mas malaki ang isang bahagi.
12. Kunin ang mas malaking bahagi at padaanan ng rolling pin hanggang maging manipis at maging kasinlaki ng pie plate.
13. Ilipat sa pie plate para matakpan ang ilalim at mga gilid nito.
14. Ibuhos ang palaman.
15. Panipisin ang natirang masa at takpan ang palaman.
16. Pisilin ang mga gilid para magdikit ang dalawang crust.
17. Maglagay ng singawan sa pamamagitan ng pagtusok ng tinidor sa ibabaw ng crust.
18. Pahiran ng eggwash.
19. Hurnuhin nang 25-30 mimuto o hanggang pumula ang crust.
20. Palamigin bago hiwain.

# Brazo de Mercedes



**MERINGUE:**
10 puti ng itlog
1 kutsaritang cream of tartar
1 tasang asukal

**PALAMAN:**
10 pula ng itlog
1 latang gatas kondensada
1 kutsaritang vanilla
¼ kutsaritang lemon extract

1. Painitin ang oven sa 250˚F.
2. Pahiran ng mantika o shortening ang isang 14-inch square baking pan at sapinan ng brown paper.
3. Sa mixer, batihin ang puti ng itlog hanggang mabula.
4. Idagdag ang cream of tartar at batihin hanggang soft peaks stage.
5. Dahan-dahang ibuhos ang asukal at batihin hanggang stiff peaks stage.
6. Ibuhos sa hinandang baking pan.
7. Ihurno nang 30 minuto o hanggang maluto at pumula ang ibabaw.
8. Sa double boiler, paghaluin ang mga sangkap ng palaman at lutuin hanggang lumapot.
9. Maghanda nang isang putol ng brown paper.
10. Budburan ng confectioners o powdered sugar.
11. Ibaligtad dito ang nalutong meringue at tanggalin ang nakadikit na papel.
12. Palamanan.
13. Igulong na parang jelly roll.
14. Maaring budburan uli ng confectioners sugar.

(Source: Piling-piling Lutuing Pilipino, R.P.Nem Singh, G.V.Manaog;Isa-Jecho Publishing Inc.)

Ust. Mohammad F. Sumaway





# Mga Pagsusumikap Upang Pigilin ang Pag-unlad ng Islam

Ang plano ng mga taga-Makkah ay nabigo. Ang mga panunupil ay walang kinahinatnan. Nagpasiya silang ilarawan na si Propeta Muhammad (saw) ay isang manghuhula (Kahin), baliw (Majnun), na siya ay inaalihan ng Jinn(mga engkanto o masamang espiritu) ay siya ay isa ring makata. Iminungkahi nilang si Muhammad (saw) ay gumagawa ng pangkukulam. Ipinagkakalat nilang siya ay salamangkero, na napakamakapangyarihan sa kanyang sining, na matagumpay niyang pinaghihiwalay ang anak sa ama, ang lalaki sa kanyang kapatid, ang maybahay sa kanyang asawa at ang lalaki sa kanyang angkan. Nang ang lahat ng mga ito ay walang bungang maganda ay nagtangka silang sumubok ng ibang paraan.

Pinili nila si Utbah Bin Rabia para ayusin ang kalagayan. Si Utbah ay lalaking matalino at mahusay magsalita. Kinausap niya si Propeta Muhammad (saw) at sinabi niya, “Ikaw ay mula sa pinagpipitagang angkan, nararapat na ikaw ay mangarap na umabot sa mataas na katungkulan. Kaya kinakailangang iwanan mo ang iyong bagong relihiyon at pabayaan mo ang mga taong sundin ang dating magandang pamamaraan sa buhay. Ibibigay namin sa iyo anuman ang magustuhan mo. Kung gusto mo ng salapi ay ibibigay namin sa iyo kahit gaanong halaga. Kung gusto mo ng magandang asawa ay ibibigay namin sa iyo ang pinakamagandang babae. Kung gusto mo ng kapangyarihan ay handa kaming gawin ka na aming hari. Pumili ka alinman sa mga ito o kaya ay ang lahat ng mga ito at mapapasaiyo, iwanan mo lamang ang iyong di-karaniwang misyon.”

Ang mga pain na ito ay walang bisa sa Sugo (saw). Sa tulong ng Allah ay ipinahayag niya, “Kahit ilagay ng mga taga-Makkah ang araw sa aking kanang kamay at ang buwan sa aking kaliwa ay hindi ko kailanman tatalikuran ang aking tungkulin.” Si Utbah ay bumalik na bigo na siyang ikinagalit ng mga pinuno ng Makkah. Ang kanilang layunin ay harapin ang panganib ng Islam sa anumang paraan.

Hindi nagtagal, sa bagong pagsubok na mahikayat si Muhammad (saw) sa kanyang katayuan ay inanyayahan siyang makipagkasunduan sa kanyang mga katuruan. Inalok nila si Muhammad (saw) na sambahin ang kanilang mga diyos sa loob ng isang taon at sasambahin din nila ang kanyang Panginoon sa loob ng isang taon. Ang Allah, Ang Kataas-taasan, ay tumugon kaagad sa oras na iyon at ipinahayag ang sumusunod na kabanata ng banal ng Qur’an: “Sabihin mo! O kayong mga hindi mananampalataya! Hindi ako sumasamba sa (diyus-diyosang) inyong sinasamba at hindi ninyo sasambahin ang (Allah na) aking sinasamba. At hindi ko sasambahin ang inyong sinasamba, at hindi ninyo sasambahin ang aking sinasamba. Sa inyo ang inyong (maling) pananampalataya at sa akin ang aking (tamang) pananampalataya.” (Al-Kafirun 109:1-6) Sa kabanatang ito, lahat ng mga pagsubok na ginawa ng mga Mushrikun upang pigilin ang pagsulong ng Islam ay nabigo.

*(Mula sa “Ang Selyadong Nektar”, ni Sheikh Safi-ur-Rahman alMubarakpuri)*

Uztaz Wahibie Tamama



# Ang Pananampalatayang **Islam ay Sumasaklaw** sa Lahat ng Mga Aspeto ng Buhay




Ang Islam ay hindi lamang pangangailangang-ispiritual na tinutupad ng mga Muslim sa loob ng mga Masjid (bahay-dalanginan) sa pamamagitan ng pagdalangin at pagdarasal.

At hindi rin ito mga pinagtipunang haka-haka at mga paniniwala na niyakap [o bulag na sinusunod] ng mga Muslim.

Hindi rin ito malawakang pamamaraang nauukol sa pangkabuhayan.

At hindi rin ito mga batas at mga prinsipiyo para sa pagtatag ng lipunan at pamamaraan lamang.

At hindi rin ito mga pinagtipunang aralin tungkol sa Kagandahang asal para sa pakikitungo sa ibang tao.

Bagkus, ito ay isang pamamaraan na sumasaklaw sa lahat ng mga aspeto ng buhay nang walang nakahiwalay na anupaman.

At sa katotohanan, ginanap na ng Allah ang biyayang ito sa mga Muslim at pinili ang ganap na pananampalatayang ito para sa atin. tulad ng sinabi ng Kataas-taasang Allah: "Sa Araw na ito ay ginawa Kong ganap ang inyong relihiyon para sa inyo, at nilubos Ko ang Aking biyaya para sa inyo, at Aking pinili para sa inyo ang Islam bilang inyong relihiyon." (Surah Al-Maidah 5: 3)




At nang sabihin ng isa sa mga pagano bilang pangungutya sa isang kasamahan [ng Sugo ng Allah] na si Salman Al-Farisi: Ang inyong kasama ba (ibig sabihin ang Sugo ng Allah) ay tunay na nagtuturo sa inyo ng lahat ng bagay pati na ang kagandahang asal sa pag-ihi at pagdumi? Sinagot siya ni Salman: Oo, tunay na tinuruan kami, at pagkatapos ay binanggit niya sa kanya ang mga alituntunin ng Islam at ang magagandang asal nito tungkol sa bagay na ito.

*(Ang Gabay Para sa Bagong Muslim, by Fahd Salem Omer Bahammam)*

Uztaz Muslimin Palami Bhiruar



# Ang Kaligrapiya

Dahilan sa ang mga Muslim ay may malalim na paggalang at pagmamahal sa Qur`an, ang sining ng kaligrapiya ay nabuo na mas maaga at nakarating sa mataas na antas. Sa mga bansang Muslim, ang mga talata sa Qur`an ay napapalamuti sa mga mosque, palasyo, tahanan, mga pangangalakal, at iba pang-publikong dako. Malimit na ang Kaligrapiya ay ginagawa sa magkakaugnay sa palamuti ng pagpapaganda, na kaakit-akit na nagsasamasama kung ano ang higit na makababanal at mahalaga. Sa mahigit isang siglo, maraming sulat kamay ang nakabalangkas sa iba'tibang rehiyon ng mga bansang Muslim. Ang pinakamahalagang istelo ng Kaligrapiya ay ang sumusunod:

## KUFIC



Ang Kufic ay mahigit o kumulang na isang parisukat at panulukang sulat kamay, makikilala ito sa kaniyang malaki, makapal at heometrikong istelo. Ang kaniyang mga titik sa pangkalahatan ay makapal at ito ay nababagay na iukit sa bato o kaya'y metal, sa pagpipinta o pag-uukit ng inskripsiyon sa mga dingding ng mosque, at para sa pantitik ng barya.

## NASKH



Ang Naskh marahil ang pinakakilalang sulat kamay sa daigdig ng mga Arabo. Ito ay magkakadugtong na sulat kamay na nababatay sa tiyak nitong panuntunan na kasukat sa pagitan ng mga titik. Ang Naskh ay malinaw na mababasa at maliwanag at ito'y tinanggap bilang angkop na istelo para sa uri ng titik at pagpapalimbag. Ito'y umiikot sa napakaraming istelo at uri, kabilang dito ang 'Ta'liq, ang Riqa, at ang Diwani, at dito nagmula ang makabagong paraan ng pagsulat ng Arabiko.

## THULUTH

Ito ang pinakamahalaga sa lahat ng mapalamuting sulat kamay at ibinibilang na naghahari sa lahat ng istelo. Malimit itong gamitin sa Paunang Sulat, pang-relihiyong inskripsiyon, makaharing titulo at mga pagsipi.



## TA'LIQ

Ito ay inilaan higit sa lahat upang matugunan ang pangangailangan ng wika ng mga taga Persya at nananatiling ginagamit ng karamihan sa Iran, Afghanistan at sa kalapit na bansa sa India. Ang Ta'liq ay isang lusaw at magilas na sulat kamay.



## ANG DIWANI

Ito ay mas pahabang sulat at mataas ang pagkakagawa na ang kaniyang mga titik ay hindi maayos ang pagkakadugtongdugtong at walang pananda ng patinig. Ito ay pinalawak sa panahon ng panunungkulan ng naunang Ottomang Turko (sa ika-16 na siglo hanggang bago pa sa ika-17 siglo).

May iba pang hindi masyadong kilalang uri ng kaligrapiya, ngunit hindi nangangahulugan na ito'y hindi maganda, tulad halimbawa ng Riq'a, Muhaqqaq, Rayhani, Ijaza at Moroccan.



*(source: Fanar Qatar Islamic Cultural Center, fanar.gov.qa)*



# Sino ang mga Nagpapakita ng Pagkapoot sa Islam?

Kung ating titingnan ang mga relihiyon sa buong mundo, mapagtatanto na ang Islam ay ang relihiyong kinamumuhian ng karamihan ng tao. Ano ang dahilan ng ganitong lantad na pagkapoot? Kung sisiyasatin nating mabuti yaong hayagang nagpapakita ng pagkamuhi sa Islam, mabibilang sila sa isa sa mga sumusunod ng kaurian:

**POLITISTA AT MGA MANGMANG:** Dahil ang Islam ay relihiyon ng katotohanan na nagbabawal sa pagsamba at pagpapakita ng pagyuko kaninuman maliban sa Allah. Ang Allah ay nagwika: (Sabihin mo (O Muhammad) sa mga sumasamba sa mga diyus-diyusan: “Kayo ba ay nag-uutos sa akin na sambahin ang iba bukod sa Allah? O kayong mga mangmang!”) (Qur’an 39:64)

**YAONG ANG LIKAS NA KALOOBAN AY NAHALUAN:** Dahil sa ang Islam ay relihiyon na umaayon sa likas na kalooban ng tao. Ang Allah ay nagwika: (Kaya, iyong ibaling (O Muhammad) ang iyong mukha tungo sa relihiyon ng katotohanan – ang angking likas na katayuan (Monoteismo) na kung saan nilikha ng Allah ang lahat ng tao. Walang dapat magbago sa relihiyon ng Allah: ito ang matuwid na relihiyon, nguni’t karamihan sa tao ay hindi nakababatid (nito). ) (Qur’an 30:30)

**ANG HINDI MAKATARUNGANG TAO:** Dahil ang Islam ay relihiyon ng pagkamakatarungan at pagkamatapat. Ang Allah ay nagwika: (Katotohanan, ipinag-uutos ng Allah ang katarungan at magandang pag-uugali at pagbibigay tulong sa kamag-anak, at ipinagbabawal ang kalaswaan at masamang pag-aasal at pang-aapi. Kayo ay Kanyang binibigyan ng babala sakaling kayo ay mapaalalahanan..) (Qur’an 16:90)

**YAONG MGA NAGNANAIS MAGKALAT NG KASAMAAN AT KASALANAN:** Dahil ang Islam ay relihiyon ng pagkamakatarungan at pagpapabuti. Ang Allah ay nawika: (….at sila (mga di-mananampalataya) ay lagi nang nagpupunyagi (na nagdudulot) sa katiwalian, at hindi naiibigan ng Allah ang mga gumagawa ng katiwalian.) (Qur’an 5:64)

**MGA MAPAGLABAG:** Dahil ang Islam ay relihiyon ng Kapayapaan. Ang Allah ay nawika: (At makipaglaban sa Landas ng Allah sa mga nakikipaglaban (o umuusig) sa inyo subali't huwag lumagpas sa hangganan. Katotohanan, hindi minamahal ng Allah ang mga mapaglabag. ) (Qur'an 2:190)

**ANG MGA PANATIKO AT MGA MAPAGPAKALABIS:** Dahil ang Islam ay katamtamang relihiyon. Ang Allah ay nagwika: (At ginawa Namin kayong isang katamtaman at makatarungang pamayanan upang kayo ay maging saksi sa sangkatauhan, at ang Sugo (Muhammad) ay maging saksi sa inyo.) (Qur'an 2:143)

**MGA TAONG NAGNANAIS NG KALASWAAN:** Dahil ang Islam ay relihiyon ng kadalisayan. Ang Allah ay nagsabi: (At iwasang lumapit sa bawal na pakikipagtalik ( sa pamamagitan ng pag-iwas sa anumang kaganapan na maaaring mauwi rito). Katotohanan, ito ay mananatiling malaswang gawain at isang landas ng kasamaan.) (Qur'an 17:32)

**YAONG NAGNANASA NG MAKAMUNDONG BUHAY:** Dahil ang Islam ay relihiyon ng pagtutulungan at habag na siyang katunggali ng pagsasamantala sa mga pangangailangan at kahinaan ng tao. Ang Allah ay nagwika: (At huwag kunin ang ari-arian ng iba nang di-makatarungan (sa pamamagitan ng pagnanakaw, panloloob, pandaraya, at iba pang gawaing labag sa batas) at huwag kayong magbigay ng suhol sa mga namumuno (sa mga hukom bago magsampa ng usapin sa hukuman) upang inyong makamkam lamang ang ilang bahagi ng ari-arian ng iba sa paraang makasalanan.) (Qur'an 2:188)



**YAONG MGA MAPANGHAMAK AT MAPANLIBAK SA TAO AT ITINUTURING ANG MGA SARILI BILANG MGA ITINANGING LAHI:** Dahil ang Islam ay relihiyon ng pagkakapantay-pantay na siyang katunggali ng lahat ng uri ng rasismo at pagtatangi. Ang Allah ay nagwika: (O, sangkatauhan, Nilikha Namin kayo mula sa isang lalaki at babae, at ginawa Namin kayong iba't ibang pamayanan at angkan (tribu) upang kayo ay mangagkakilala. Katotohanan, ang pinakamarangal sa inyo sa paningin ng Allah ay yaong makadiyos sa inyo. Katotohanan, ang Allah ay Lubos na Maalam, ang Lubos na Nakababatid.) (Qur'an 49:13)

*(thekeytoislam.com)* ■

# Ang Mahusay na Istilo ng **Paglangoy ng Salmon**



Kapag mangingitlog na, maraming uri ng salmon ang sumasalunga sa rumaragasang agos paakyat ng ilog. Paano nila nagagawa ang isang napakahirap na paglalakbay nang hindi nauubos ang kanilang lakas? Sa halip na matakot sa napakalakas na agos, pinakikinabangan pa nila ito. Paano?

**Pag-isipan ito:** Hindi nilalabanan ng salmon ang maligalig na agos ng tubig. Sa halip, kapag lumalangoy paakyat ng ilog, kaunting enerhiya lang ang ginagamit nito dahil sinasamantala nito ang mga vortex, o maliliit na alimpuyo, na nalilikha kapag ang agos ng tubig ay tumatama sa bato, sanga, o iba pang mga bagay. Kinekembot-kembot nito ang kaniyang katawan sa pagitan ng mga alimpuyo para maitulak siya paitaas. Sinasamantala naman ng ilang grupo ng isda ang mga alimpuyong nalilikha ng isda sa unahan nila, anupat parang nakasakay sila sa mga alimpuyong ito. Puwede nilang mapakinabangan kahit ang mismong alimpuyong nalilikha ng kanilang katawan!

Gustong matuto ng mga mananaliksik mula sa napakahusay na istilo ng paglangoy ng salmon para makalikha ng enerhiya mula sa mabagal na daloy ng tubig. Karaniwan na, nakalilikha ng kuryente ang mga tradisyonal na makinang hydropower mula sa tubig na ang daloy ay may bilis na 9.3 kilometro o higit pa kada oras. Sa ngayon, nakaimbento sila ng isang makina na gumagamit ng mga vortex-induced vibration para makalikha ng kuryente mula sa tubig na umaagos sa bilis lang na mahigit tatlong kilometro kada oras. (Inaasahan na malaki ang maitutulong nito dahil karamihan ng katubigan sa daigdig ay umaagos nang wala pang anim na kilometro kada oras.) Pero hindi pa rin nito mapapantayan ang husay ng mga isdang gaya ng salmon. Sinabi ng propesor na si Michael Bermitsas ng University of Michigan sa Estados Unidos: “Sa puntong ito, mas matalino sa atin ang isda.”





**Ano sa palagay mo?** Nagkataon lang ba ang kakayahan ng salmon na gamitin ang enerhiya ng alimpuyo sa tubig? O may nagdisenyo nito? (Gumising!)

A glimpse of you
Is like déjà vu
At the passenger terminal
Along a busy queue

You looked at me
I returned a smile
As the time stopped
In long stretched aisle

Crowded as it seems
The line slowly goes
Every moment you glanced
I wonder and froze

This started a confusion
That raised my suspicion
Then I just realized
It's just my refelction

(Jonathan Medida, poetrysoup.com)









"Lhaven Photography"

By Mohammad Al Sali

